# MATALINONG ISIP



Pinagtatakhan ñg madla si Bathala, na dapat maunawa basahin itó pinagtalunan ñg dalawa upang makilala ang mahalagang bagay.

SINULAT NI *G. Gat. Karagdag*

# MATALINONG ISIP

## Ang Pagtatalo ni Halaghag na isip (1) at ni Matalinong isip (2).

---

(1) Ang Halaghag na isip lumalaban ñg usap na di nalalaman ang katutuñguhan ñg kaniang sinasabi.

(2) Ang batang Matalinong isip, sapul sa pagaaral may katutubong ukol sa mabuti at makatuiran.

---

UNANG PAGKAKALIMBAG

MAYNILA

Limbagan at Aklatan ñg "LA JURISPRUDENCIA"
*Daang Alix, 168, Quiyapo.*
1913.

# SA BUMABASA

---

Sa inyo mg̃a guiniguiliw kung mg̃a kapatid wala ng̃ karapatdapat paghandugan ng̃ isang babasahin binuo katutubo bung̃a ng̃ aking isip, pinagpilitan ko ang isang munting aklat na gaya nito.

Tangapin ninyo mg̃a kawal ng̃ bayan, itong aking naihandog bayád-utang ang kinatha sa pinagkautang̃an na sa iyo'y idinudulot ng̃ayon.

Ang kumatha

*G. Gat. Caragdag.*



# Matalinong-isip



Bilang ika sampu ng̃ oras ng̃ umaga. Si Matalinong-isip ay bago pa lamang kararating at di naluluatang kauupó sa silla, upáng magpalamig, ng̃ dumating si Halaglag, na tumayó kapagdaka, ng̃uni't pinaupó noon sa isáng uupan.

Simulá ng̃ panagaan ng̃ isip ng̃ dalawá.

Halaghag. ¿Ang tao'y di na dapat manalig ni kanino?

Matalinong-isip. Lahat tayo'y dapat tumawag ó humingì ng̃ tulong sa lumikhá.

H. ¿Sino ang lumikhang sinasabi mo?

M. Ang amáng si Bathalá.

H. ¿Saán naroon ang Bathalang amá na sinasabi mo?

M. Na sa lang̃it.

H. ¿Nasaan sa lang̃it? Walá akong nakikita.

M. Samakatwid, ¿kung di mo nakikita'y di mo pinaniniwalaan?

H. Ang di ko nakikita'y di ko pinaniniwaláan.

M. Kung ganoó'y di mo pinaniniwaláan na may bayang Jerusalem?

H. Pinaniniwaláan ko na may bayang Je rusalem.

M. Samakatwid, dápat mong paniwaláan na may Batháláng amá.

H. Hindi ko pinaniniwaláan si Batháláng amá na sinasabi mo.

M. At ¿bakit mo pinaniniwaláan na may Jerusalem, na di mo nakikita? Samakatwid ay dapat mo ring paniwaláan na may Batháláng amá bagama't di mo nakikita.

H. Kayá ko pinaniniwaláan na may bayang Jerusalem, may pruebang makapagbibigay; gaya ng̃ telegrama, nagbibigay balitá, at ang tao'y maaaring makaparoon at makita. Ng̃uni't si Batháláng amá na sinasabi mo'y walang lugar na makita kung saan naroon siya at waláng makapagsabi ni sino man.

M. ¿Sino ang gumawá sa lang̃it, lupa at himpapawid? Si Batháláng ámá: lahat ng̃ naririto ay pawang likhá niya.

H. Samakatwid, ang sinasabi mong Bathalang amá, ¿may katutubong sung̃ay sa katawán?

M. Walá, Halaghag; nagkakamali ka sa iyong bungang isip.

H. Hindí pangarap ng pag-iisip ko, kung di totoo. Sa ganang akin ay may sungay at may buntot ang sinasabi mong Bathaláng amá.

M. ¿Pinatototohanan mo na si Batháláng amá ay may sungay at buntot?.

H. Oo, mayroon siya.

M. Lapastangan ka sa may kapangyarihan, ikaw ay nagkakamalí, di mo bagay banguitin ang kalapastanganan kay Bathaláng amá.

H. Pues, pangatwiranan mo sa akin at di ako nananalig sa kanyá. Ikaw na sumasambá ay magpaliwanag na siya'y walá.

M. Si Bathaláng amá, siya ang may likhá sa lahát at mayroon siyá, nguni't wala sa katawán ang sinasabi mong sungay. ¿Tunay bang ako'y linalapatan mo ng pangangatwiran?

H. Linalabanan kitá ng pangangatwiran upang mapondohang ko ang katalinuhang isip mong maipaparis mo sa akin.

M. Bueno, akó ang tatanong sa iyó. ¿Ang walá hindì makapagbibigáy?

H. ¡Ha! Mataás na pag-iisip mayroon ka; sukat mong maalaalang itanong sa akin. Matalino na nga ang kaisipan mo.

M. Pues pangatwiranan mo ang tanong ko sa iyó ngayón.

H. Malalim na pangagatwiran ang bagay iakmá. ¡Iisipin ko muna! ¡Ay, kay lalim ng palaisipan ni Matalinong-isip! Guinoong Matalino, hindí ko po maabot maisip.

M. Kita muna: iyan lang pala'y dí maabot ng iyóng pag-iisip, hahamon-hamon ka ng discusión.

H. Utang na galang, ipaliwanag mo upang maunawa ko ang ikakapit na paliwanag na katwiran.

M. Ipaliliwanag ko upang intindihin mo, Halaglag, ang paliwanag kong maliwanag sa sikat ng araw: Si Bathaláng amá, walá siyá, nguni't nakapagbigay sa kalabaw ng buntot at ibá pa; di gaya mo malabó ang mga sinasabi, at ang di mo nakikita'y ayaw mong paniwaláan at ayaw kang manalig sa amáng si Bathalá. Ang taong nabubuhay sa mundo samantalang siya'y nakatatalos na siya'y kinakalinga nang poong si Bathalá, na ang biyayá ay laganap sa ibabaw ng lupá na kaniyang tinatapakan, ay dapat na manatili sa kaniyáng loob na ang lumalang sa madlang bagay na ating nakikita sa sangdaigdig, ay di dapat limutin.

H. Oh, itong si Matalinong-isip akalá

yatá niya'y kayang pasiyahan ang lahat na naaabot ng̃ kaniyáng matá.

M. Tignan mo, Halaghag: ¿di mo bagá talastas na ikaw ay isáng butil lamang ng̃ buhang̃ing nilaláng ng̃ poong si Bathala at nilangkapan ng̃ kaunting pagkakilala sa kaniyá? At dapat mo rin namang matalos na kung di si Bathalá ay anong mapapalá mo.

H. Ang lahát na iyóng sinasabi sa akin ay pawang naririnig ko, subali't di mo ako karakaraka na mahihikayat, sapagka't akalain mong ako man ay may pag-iisip din namang laláng ng̃ aking sarili na di gaya mong kung magsaysay nang ano mán ay idinadadahilán mo pa si Bathalá, na di namán nakaaalam ng̃ ating mg̃a pinag-uusapan sa mg̃a sandaling ito.

M. Abá, itó paláng si Halaghag! Akaláin ng̃ iyóng katauhan na kung dì ang amáng si Bathalá ay hindi ka makagaganap ng̃ bawa't ibigin ng̃ iyóng sarili. Lahat niyang sinasabi mo ay pulus na kaululan lamang.

H. Lumalampas namán ang sinasabi mo. ¿Di bagá't kayá ikaw ay nakakapagsalitá ay taglay na ikaw ay may bibig, at kung kayá ka namán nakakakita ay dahil sa nilakilaki ng̃ iyón mg̃a matá?

M. Oo na ñga't ang lahat na iyang iyóng sinasabi ay may katotohanan; ñguni't ang ibig ko bagáng sabihin sa iyo na kung walá ang amáng si Bathalá, tayong lahat na kaniyáng nilaláng dito sa sanglibutan ay mawawaláng katuturán, dahil na ang lahat ay nangayayarì sa kalooban din niyá.

H. O, samakatwid pala ako'y may katwiran, dahil sa salitá mo na ang lahat na nangyayarì dito sa ibabaw ñg mundo ay kagustuhan ñg amá mong si Bathalá, sa lagay palá kung kayá ako'y nakakakita at nakapagsasalitá dahil din sa kaniyá? At ¿bakit ñgayón akó'y iyóng pinupuná sa aking mñga sinasabi? ¿Di bagá iyán ang sinasabi niyaong mñga matatalinong isip na kahangiñinan lamang sa kaniláng mñga ulo.

M. Tila mandin akó ang pinatatamaan mo sa iyón sinasabi, dahil sa mñga pañguñgusap mong iyán, at di mo bagá talastas na akó'y isá sa mñga balitang mataás na isip? at bakit ka nagpahayag ñg nalalaban sa aking mñga damdamin?

H. Ako'y di sumasalansang sa mñga sinasabi mo, kailan pa man at aking ikabubuti, datapwa't kung isáng paglibak sa katwiran ko ay di ako papayag na iyóng yuyurakan ang aking inimpok na dañgal, dahil sa

itó'y taglay ng sino mang tao pagsipot na sa balat ng lupa.

M. Ikaw ay magkaroon ng pag-iisip, husain mo ang iyóng loob at huwag kang parang nananaginip, dahil na ang pagayong ayos ay taglay ng mga walang utak sa ulo.

H. Bakit; ¿akalá palá ng iyong sarili na ako ay waláng pag-iisip at di mo ba talastás na kung ang tao ay waláng pag-iisip ay anó ang mga gáwain? ¿Di baga't pulus na waláng wastò? At sa lagáy palá akó sa oras na itó ang palagáy mo'y waláng pag-iisip at waláng kahusayan ang loob. Namamali ka sa iyóng mga haká na walá sa matwid, sapagka't kung ako'y waláng isip marahil ay nagkaalam tayo, at kung gayón ngá ang palagáy mo at may katotohanan saka-sakalì ang lahát ng iyán na iyóng sinasabi sa akin. akalá ko'y di ka na magmumukhang tao.

M. Tingnan mo: kung di ba totoo ang lahát ng aking sinasabi sa iyó, ¿bakit ipinipilit mo sa akin noong mga unang dako na kahi man at walá si amáng Bathalá ay makagaganap ang tao ng bawa't kaniyáng maibigan? Di bagá talós mo na sa bawa't sandaling kilos ng tao ay may kalapat na bagay? At kung gayón, ¿sino ang may kaloob niyáng lahát ng iyán?

H. ¡Oh! ang lahat ay mangyayarì sa kalooban ng̃ isáng pagkakataón kahi man walá iyáng sinasabi mong si amá mong si Bathalá.

M. Ikaw marahil ay di maniniwalá na ikaw ay mayroong buhay at pag-iisip na ipinagkaloob ng̃ poong si Bathalá upáng ikaw ay mabuhay ng̃ tiwasay dito sa ibabaw ng̃ lupá.

H. ¿Paano kayà ang paniniwalá kong ako'y may buhay at may pag-iisip talastás kong lahat na ang mg̃a bagay na itó'y na sa sa aking lahát buhat pa ng̃ ako'y lalang̃in ng̃ aking amá at iná? Gayón din namán na ang masasabi ko sa iyó na ang mg̃a bagay na pinaniniwaláan ng̃ isáng tao, ay yaòng walá sa kanyá at maaaring patunayan ng̃ isáng may matalinong isip na gaya mo na ng̃á na sa akin ay pinagpipilitan upáng yatáng mahikayat mo.

M. Akó, dapat mong talastasin na sa katalinuhan ng̃ aking pag-iisip at palibhasa'y pinagkalooban niyaong makapangyarihang amá sa lang̃it, ng̃ dakiláng biyayá ng̃ Espíritu Santo, upàng ang lahát na nasasaysáy sa *Filosofía de las Ciencias* ay aking tupdín at ipagtangol ang kataas-taasang katwirang dapat matalastas ng̃ sino pa mang anák ng̃

amáng si Bathalá, lalong lalo na yaong mg̃a gaya mong talipandás kung mang̃usap at di marunong gumalang sa mg̃a kapasiyahan ng̃ mg̃a Matatalinong isip.

H. Namamali ka sa iyóng mg̃a sinasabi, dahil sa dì namán kailá sa iyó lubhá pa kung ikaw ay di pa nililipasan ng̃ napakataas mong pag-iisip, na ang lahat ay may kaniyáng sarili na ipinagkaloob sa pagkakataón dito sa sangdaigdig.

M. Ang lahat na iyóng mg̃a kasagutan ay di akmá sa alin mang matwid na hatol, sapagka't ikaw ay waláng pinagbabatayang ibá kundi ang sarili mo lamang na napag-aabot, kaya't kundi lumampás sa guhit ng̃ tunay na katwiran ay kakapukapus namán.

H. Ang aking mg̃a pagmamatwid ay pawang wastó dahil na nababatay sa tunay na matwid, kaya't gayón ang aking sabi, dahil na ang aking pang̃ang̃atwiran ay di ko pinupulot kung saán-saán gaya mo, kung kayá ka lamang mákapagmatwid ay may inilalahok ka pang si amáng si Bathalá.

M. Matigás iyang ulo mo, mahirap kang kausapin, palibhasá y tá'y ikaw ay di nag-aaral ng̃ «Filosofía de las Ciencias» kung kayá ka gayón kung mang̃atwiran.

H. O, kayá palá ikaw ay gayón kung mañgatwiran eh. . . lampás-lampásan dahil na ang pinag-aralan mo'y Filosofía ng̃ mg̃a mahang̃in ang ulo, kung gayón ay hahatulan kitá:

Sapagka't akó'y ang Filosofía kong pinag-aralan ay yaong SAMPAY BAKOD at dito'y natutuklás ang lahat na karunung̃an, at isá sa mg̃a ito'y aking ituturo sa iyó.

Magpagawá ka ng̃ BAPOR na bató at ang ilagáy mong pinakamákina ay pulús na hang̃in at pagkatapos ay sumakay ka at kung naroroon ka na'y maglayag kayóng dalawá sa himpapawid tuloy tuloy kayó sa araw at buan at inyón ipagtanong ang amá mong si Bathalá sa mg̃a tagá buan at araw. . . At kung saká-sakali lamang na inyo ng̃ matutuklasan ang amáng si Bathalá ay inyó lamang ipakitanong yaong aking mg̃a kaibigang Filósofong SAMPAY-BAKOD, na ayon sa aking mg̃a balitá silá raw ay pulós na mg̃a Espíritu ng̃ayón, kaya't ang katunayan ako'y tumangap ng̃ balitá na silá ay mabubuti ang mg̃a kalagayan, silá raw ay di nakukulong at silá'y layáng-layá, wiká sa akin ng̃ kumpare kong si Mercurio, na tumatanod sa liwanag ng̃ napakamaselang si araw.

M. Sukat mong pagkaasahan, Halaghag, na kung magkakatotoó ang mg̃a sinasabi mo sa aking iyán ay waláng pagsala na aking pagsusumikapan ang bawa't maibigan mo; subali't ang lahát na iyán ay pawág panaginip mo lámang, dahil na, ¿saán ka ba nakakita ng̃ bapor na bató at ang mákina namán ay pulós na hang̃in? Kung di ang lahát na iyán ay bung̃a ng̃ ulol na pagiisip mo.

H. Di bagá't ang tao ay makapangyarihang tulad sa amáng si Bathalá na iyóng tinatawag-tawag sa lahát ng̃ oras?

M. Ang tao sinasabi ko na ng̃a sa iyó na kung di ibig ng̃ amáng si Bathalá, ay waláng magagawáng ano mán sa kaniyáng kabuhayan dito sa sangdaigdig, at sinabi ko na rin namán sa iyó na ang lahát ng̃a ay kaloob niyá, samakatwid bagá ay ang lahát na sa kanyáng kapangyarihan maging sa dagat, katihan at maging sa himpapawid.

H. Ang aking maitatanong sa iyó, sino bagá iyáng si Bathalá na iyóng tinatawag-tawag sa lahát ng̃ oras, at tila mandin sa aking pagkatalós na ikaw ay waláng bigong kilos na di mo sinasambit iyáng Bathalá mong amá maging sa lupa't lang̃it.

M. Halaghag, kung tuturan ko sa iyó

kung sino iyáng ipinagmamalaki kong amáng si Bathalá, marahil sa bantá ko'y lalo ka ng̃ matutuliró ang kaisipán, at kayá ko sinabi ang paganitong bagay dahil na aking napagtatalastás na sa kaunti mong napagaabot ay tila nasisirá na ang iyóng pagiisip, kayá aking nasabi sa iyó ang mg̃a bagay na itó, sapagka't kung tuturan ko sa iyó kung sino ang amá kong si Bathalá, ay kailang̃an na aking isiwalat sa iyó ang mahahalagáng bagay na nasasabi sa «Filosofía de las Ciencias», na marahil kung maliliwanagan ka'y itatatwá mo na ang iyóng «Filosofìang SAMPAY BAKOD» na di ko malaman kung saan mo napulot na silong ng̃ kaululan.

At sukat mong pagkaasahan halaghag na kung susunod ka sa aking mg̃a sasabihin akalá ko'y titinó ka ng̃ labis.

H. At samakatwid palá ang palagáy mo sa akin sa mg̃a sandaling ito'y ako'y di matinó? Matalinong isip, ikaw ay magisip-isip muna ng̃ kauntì bago ka magpahayag ng̃ mg̃a sinasabi mo sa aking iyán na di natutuntong sa matwid, sapagka't lumalabag sa malinis kong mg̃a damdamin.

M. Yamang batid ko na ang iyóng na sa sa kalooban, ay akin ñg sisimulan ang mñga pagpapahayag sa iyó ñg nauukol sa amá kong si Bathalá, at iyóng pakingang maigi ang lahát na aking sasabihin sa iyó ñgayón, at akin ñg sisimulan.

Ang amá kong si Bathalá ay isáng dakilang Diwá na makapångyarihan sa lahát ñg bagay, na di nakikita ñg sino pa man, maging ang sinasabi nating mñga ángeles na sa kaniyá'y tumatanod sa kaniyáng pagka Dili sa sanglibután.

H. Matalinong isip, iyó ñgang liwaliwanagan sa akin ang mñga sinasabi mong iyán; tila mandin ikáw lamang ang nakakaabot ñg mñga sinasabi mo sa akin, at kung aking intindihin tila wari kò'y buñga ñg malalawig na panukalá ang mñga sinasabi mo sa aking iyán, dahil na kung aking kurukuruin ay walá sa aking FILOSOFIANG pinag-aralang mahabang panahón sa mñga suluk suluk ñg aming bakuran noong kasalukuyan na akó'y batá-batá pa, at kapanahunang ang aking pag-iisip ay sariwáng-sariwá sa pakikipagtalo, at ang isá pa'y tila kung aking talastasin ang mñga sinasabi mong iyán ay walá ñgá sa aking Filosofiang pinag-aralan; at kung di akó nama-

mali, ay tila mandin nasasaad iyáng lahát na iyán doon sa CÒDIGO DE LOS SABIOS Y DOCTORES DE LA SAGRADA ESCRITURA, sapagka't kung aking liningin ay ang mg̃a nagiging lamán ng̃ iyóng mg̃a sinasabi ay pulós na lasa ng̃ Filosofía de las Ciencias, dahil na tumutukoy na lahát sa kadakiláan ng̃ amá mong si Bathalá, na ang pagkakatukoy mo'y di mapag-aabot ng̃ may mg̃a maiiksing pag-iisip na gaya ko ng̃ayón: kailang̃an ang isáng katalinuhan na halos sumusukó sa kataasan ng̃ lang̃it na kinaroroonan yatá ng̃ ating pinag-uusapan ng̃ayón.

M. A, akaláin mo ng̃ una pang dako ay akó ang natatanyág na magalíng na Filósofo, dahil sa aking karunung̃an at sa kataasan ng̃ aking pag-iisip, palibhasa'y ang mg̃a naging maestro ko ay ang lalong mg̃a bantog na Filósofo sa sangdaigdig.

H. Oo't aking talastás na ang iyóng karunung̃an ay sumusukó halos hangang sa kataastaasan ng̃ lang̃it, at noon pa man namáng araw ay talastás ko na na ikaw ay totoong balitá sa mg̃a marurunong na gaya mo. Matunog ang pang̃alan mo sa lupá, sa lang̃it, sa himpapawid, sa dagat, anopa't sa madaling sabi ay sa sangsinukob.

M. A, iyán ng̃a'y may katunayang si-

nasabi mo, dahil na akó kailán pa man ay di marunong magsinungaling, lalong-lalo na sa mg̃a gaya mong nakatatalos ng̃ kaunting Filosofíang Sampay Bakod.

H. Kaibigan: tila tayó'y nalalayó sa ating mg̃a pinag-uusapan; di bagá ang magalíng ay ang ipátuloy natin yaong pinag-uusapan natin kang̃ina, yaong nauukol sa amá mong si Bathalá.

M. Ako'y nayayamot na sa iyóng mg̃a sinasabi, dahil na ikaw ay napakaulit kausapin, daig mo pá ang nag uulol-ululan: kung saán-saán mo itinatawid ang ating mg̃a pag-uusap.

H. O, ay paano bagá ang ibig mong mangyari, ibig mo yatá kung anó ang sinabi ko ng̃ simulan natin ang mg̃a pag-uusap ay yaon ng̃ yaon ang aking sasabihin; pues kung gayón ang ibig mong mangyari, ay laló táyong walang mapapakinabang̃an, sapagka't yaón din at yaón din ang ating sasabihin; pues kung gayón ang ibig mo ay di laló na akong makapagsasabi na ikaw palá ang nasisirá ang ulo at hindì ako gaya ng̃ ibig mong sabihin sa akin.

M. Ikaw ay namamali sa mg̃a pagsagot mo sa akin, kundang̃an ay ayaw mong iwan

ang iyón Filosofíang Sampay Bakod, na waláng itinuturò sa iyó kung di yaong kulapuhing mg̃a pagmamatwid na sa panahóng itó'y di maaaring tangapin ng̃ sino pa mang may inimpok na dang̃al sa kaniyáng sarili, lalong lalo na kung ang napag-uusapan ay ang nauukol sa mg̃a bagay sa amáng si Bathalá.

H. Ikaw ay tuing magsalitá ay tila ka nakakaloko, walá ka ng̃ kinukutyá kung di ito rin marahil ay kakailang̃anin mo pagdating ng̃ araw: saka-sakaling ako'y mapag-uutusan mo rin na waláng pagsala.

M. Kailan man at ikaw ay magpapakahusay asahan mong bago ko alalahanin ang ibá ay ikáw na muna, sapagka't ikaw ay talós ko na ang kalooban, na saan man kitá dalhin ay sunód ka sa akin. At saka-sakalíng ikaw ay panuntan ng̃ magandang kapalaran ng̃ amang si Bathalá ay paka asahan mong di sasala na ikaw ay mabibilang sa mg̃a matatalinong isip upáng lumuklok sa tugatog ng̃ karang̃alan at kapurihán, gaya ng̃ ating mga tinatanghal sa mg̃a kapanahunang itó.

H. Ako'y kailán man at makaririnig ng̃ mabubuting aral, at banal na wiká ng̃ gaya mong pantás, ang loob ko'y madaling ma-

hikayat sa gawáng magaling, lalong lalo na kung mataunan kong matunghayan ang mg̃a aklát na kinahahalayhayán ng̃ mg̃a dalisay na wiká ay tila aking napagwawarì at napagninilay yaong nakalulungkot at karumaldumal na kasasapitan ng̃ kaabá-abáng buhay ng̃ di nakakaalaala sa iyóng amáng si Bathalá.

M. Upáng ang lahát na aking sinasabi sa iyó ay lubós na paniwaláan mo, iyóng pagpilitang basahin ang buhay ng̃ mg̃á pantás na nagwagi ng̃ katwiran sa tunay na bayan: ito'y may mg̃a historia gaya ng sa bayang Francés, América, at ibá pa, at doon mo mababasa ang mg̃a dalisay na aral ng̃ isáng may matwid na hatol sa kanyáng mg̃a kalahì; mg̃a aral na sumisibol sa kaibuturan ng̃ pusó niyóng pinagpalá ng̃ masasaganang biyayá ng̃ amáng si Bathalá; mg̃a aral na dapat tupdin ng̃ may pagasa. . . tunay ang kanyáng bayan mg̃a aral na kinababanaagan niyaong masung̃it na ng̃ití ng̃ kapayapáan, kapurihán at karang̃alan.

H. Ang mg̃a sinasabi mo sa akin ay sukat na, para ko ng̃ natunghán ang aklát na iyóng binabang̃it, ang mg̃a pang̃ung̃usap mo'y tila sa aking pagkakawari ay may ta-

gláy na uríng gintó, na aklát ng̃ buhay na pinagdaanang historia na gawá ng̃ pinagpalá ng̃ amáng si Bathalá, niyaong tang̃ing katalinuhan, na gaya ng̃ tinagláy niyaong mg̃a alay ng̃ kaniyáng mg̃a sariling buhay doon sa g̃uitná ng̃ parang na kinalambuan ng̃ dilim ng̃ kapanglawan ng̃ nakasisindak na gabì at nagdudulot sa bawa't isá sa atin niyaong malulungkot at malalambing na tinig ng̃ mg̃a nagtigis ng dugó, niyaong nang̃agsipag-alay ng mahahalagang buhay sa ikadadakilá ng ating kinamulatang bayan. Saka-sakaling matunghayan ko at ako'y palaring makabasa ng aklát na sinabi mo sa akin at matalastás ang mga doo'y nababatay, pagkaasahan mong akó'y mag-aaral na tumupad sa mga inihahabiling mahahalagang bagay niyáng aklat na iyáng nagbibigay sa bawa't isá sa atin ng isáng mabisáng gamót sa sakít na nagpapahirap sa bayan.

M. Katoto: ikinagagalak ko ang mga pagsang-ayon mo sa akin, sapagka't ipinakikilala mo na ikáw ay taong may pag iisip, may dang̃al at may puring inimpok, na katungkulan mong ipagtangol saka-sakaling may umapi at yumurak sa banal na matwid mo. Inaasahan ko kung dumating

ang panahón na maipakilala mo sa madlá ang pagtupad mo sa mg̃a banál na aral na natititik sa mg̃a historia ò «pinagdaanan ng̃ Bayan», ay matututo kang itumbás mo ang iyóng mahalagáng buhay upáng ipagtangol ng̃a ang kabanalbanalang matuwid, na iyóng minana sa iyóng mg̃a magulang.

H. Tunay na lahát ang mg̃a sinasabi mo sa akin, at aking tutupdin na waláng pagsala ang lahát na natititik doon sa aklát na kinababatayan ng̃ mg̃a naging isip at damdamin niyaong ating mg̃a bayaning nang̃ahihimbing sa nagniningas nating alaala at pusó; akó'y di tatalikod sa pagtupad sa mabagsik na kautusan at aral ng̃ tunay na Bagong Tipán («Ang Katuwiran ng̃ Bayan»); ako'y minsan lamang ipinang̃anak ng̃ aking iná, ay minsan din akong mamamatáy sa ikapupuri ng̃ aking lahi at bayan.

M. Ako'y marami pang maibabalitá sa iyó na may mahahalagáng bagay, na di mo rin namán dapat limutin: ¿alin bagá ang mg̃a bagay na itó na aking ibabalitá sa iyó? Oh, walàng ibá kung di ang mg̃a nauukol na kilalá na ang kanìláng mga gawáin ay natataláng lahàt sa aking pusó at di ko malilimutan magpahangáng kailán pa man.

H. At ¿sino sino ba siláng bumubuhay

ng̃ panulat ó manunulat na dapat nating itanim sa kaibuturan ng ating pusó at dapat nating kilalaning mga bayani ng dalisay na wiká niyaong makatáng si Balagtás?

M. Kung aking sasabihin sa iyóng lahát, marahil ay magsasawá ka ng kabibilang sakaling sumpungin ka ng iyóng katamaran; datapwa't kung ikaw ay sisipag-sipaging hahanapin mo siláng pilit sa lahát ng sulok ng ating bayan. At sa aking mga náalala ay ang mga ihahalayháy ko sa iyó ngayón.

Ang mga ginoong sasabihin ko sa iyó na pinagpalá ng Poong si Bathalá na nagpapaugat at nagpapayabong sa ating sariling wiká ay ang mga sumusunod:

G. Valeriano Hernandez, Lope K. Santos, Faustino Aguilar, Patricio Mariano, Arcadio C. Gingco, Rosauro Almario, Francisco Laxamana, Iñigo Regalado, Macario Adriático, Honorio Lopez, Pascual Poblete, Carlos Ronkillo, Felipe E. José, Antonio K. Abad, Aurelio Tolentino at kung sino-sino pa na mga bantog na manunulat.

H. Samakatwid bagá ang mg̃a sinabi mo sa aking iyán ay pawang mg̃a kampón ng̃ panitik ni Balagtás?

M. O, di lamang ang silá'y ikinararangal kong sabihin sa iyó na silá'y maibibilang na kampón ng̃ dakilang panitik ni Balagtás, kundi bagkùs pa ng̃ang masasabi ko at masasabi rin namán ng̃ mg̃a gaya ko na ang láhat na iyán ay mg̃a bagong Balagtás ng̃ malayá at dalisay na taguring wiká ng̃ bayang Filipinas. At upáng itó'y mapatotohanan ko pang minsan, ay sukat na lamang ang basahin mo ang kanikaniláng mg̃a aklát, na bung̃a ng̃ sarili niláng kaya. At sa mg̃a gawáin nilá'y masasabi nating silá ng̃a ang mg̃a bagong Balagtas ng̃ malaya at kapuri-puring wiká nitóng sangkapulung̃ang bayan.

KATAPUSAN.

Aking ipinamamanhik sa aking kamanunulat na ang aklát na ito'y aking iniaalay una sa aking bayan at ikalawá namán ay sa aking mg̃a kababayan. Ang katháng itó ay inaasahan ng̃ may gawá na saká sakáling may dapat punahín ay aking pinasasalamatan, na ang kaniláng pagpuná ay maging hampás na sa akin upáng madalá, at huag umulit na gumawá ng̃ mg̃a pagkakamali.

Bagama't di ninyó itinatanong kung saàn

ko iniasa ang aking panitik, ang una kong bato iniasa ay ang ngalan «Pálaisipan biró biró kung sanlán tamaán». Ikalawá, hasá palaktáw-laktàw na nagpapakintab na laló sa kalaban, bató na pinamagatáng «Sagisag ni Mataás na isip». Ikatló gayón din ang nanalo siyá rin ang isinigaw na bininiagang «Matalinong isip». Sa ikaapat na hasá, matalástalás na ang talim ng̃ panitik. Pinagtalunan ng̃ kapwá binatáng nag-aaral, bago bininiagan pinagkaisahán ng̃ karamihan «Filòsofo de las ciencias at Filosofía» makatuwiran.

Paháṭ man ang pag-iisip ay ako'y magpapakilala sa mg̃a mangbabasang kababayan, kung may ipag-uutos sa inyóng kapatid na si

Gerva[illegible]o Gat. Karagdag.
Mecánico.

*Maynila, 23 Mayo 19[illegible]*

# MGA AKLAT NA NAGAWA

---

SAGUISAG NI MATAAS NA ISIP.—Itó pinagtalunan nḡ dalawa ang sarisaring bagay na di na ayos, pinakilala ang tunay na katwiran nḡ isá.

---

PALAISIPAN BIRUBIRO KUNG SANLAN TAMAAN.—Itó ang aklát na nanghuhulá sa tao, at may kasamang tulá.

---

MATALINONG ISIP.—Itó aklát na kinapalaman pagtatalo ukol sa lumikhá ó Bathala.

---

FILOSOFÍA DE LAS CIENCIAS AT FILOSOFÍA MAKATWIRAN.—Itó aklát na ito'y kasalukuyan guinagawa, kungdi magkakaroon nḡ kapansanan lalabas sa bwan nḡ Junio ó Julio.